anyayahan tungo sa Islam at igabay sila sa pagiging matuwid. Dapat pangalagaan ang kanilang mga karapatan at maging matapat at makatotohanan sa pakikitungo sa kanila. Ang Kataas-taasang Allah ay nagsabi:

*Hindi ipinagbabawal sa inyo ng Allah na makitungo nang makatarungan at may kabaitan sa kanilang hindi naman nakikipaglaban sa inyo dahil sa pananampalataya at hindi naman nagtaboy sa inyo mula sa inyong mga tahanan. Katotohanan, mina-mahal ng Allah yaong nakikipag-ugnayan nang may katarungan. Tanging sa mga nakikipaglaban sa inyo dahil sa pananampalataya at nagtaboy sa inyo mula sa inyong mga tahanan, at maging yaong nagsitulong sa kanila sa pagtataboy sa inyo; ipinagbabawal ng Allah sa inyo na sila'y kaibiganin. Sinumang makipagkaibigan sa kanila ay magiging Dhalimum (mapaggawa ng masama at sumusuway sa Allah).* [Qur'an, Kabanata Al-Mumtahanah - 60:8-9]

*Hindi mo matatagpuan sa sinumang naniniwala sa Allah at sa Huling Araw na nakikipagkaibigan sa mga sumusuway sa Allah at sa Kanyang Sugo, kahit sila pa ay kanilang mga magulang, o mga anak, o mga kapatid o mga kamag-anak.* [Qur'an, Kabanata Al-Mujadilah - 58:22]

*At sinuman sa mga Mushrikun (sumasamba sa mara-ming diyus-diyusan) ang humingi sa inyo ng panga-*

*ngalaga, ibigay ito sa kanya upang marinig niya ang Salita ng Allah at samahan siya sa pook na magiging ligtas siya, sapagka't sila ay mga taong hindi nakababatid.* [Qur'an, Kabanata At-Taubah - 9:6]

**Papaano malalaman ang *Rabb* (Panginoon)?**

Napakaraming bagay sa sanlibutan at sa katawang pisikal na rin ng tao ang maaaring makapagbigay-alam sa sinuman kung sino ang kanyang *Rabb* (Panginoon). Ang Makapangyarihan ay nagsabi:

*Ipakikita Namin sa kanila ang Aming mga Tanda sa sanlibutan, at maging sa kanilang mga sarili, hang-gang sa ito ay maging maliwanag sa kanila na ito ang katotohanan.* [Qur'an, Kabanata Fussilat-41:53]

Ang maghapon at magdamag, ang araw at buwan, at mga bituin na kapwa sumusunod sa Kanyang utos, ang lahat ng mga ito ay Tanda ng Allah. Nagbibigay patunay ang mga ito ng Kanyang Pananatili. Ang Makapangyarihang Allah ay nagsabi:

*Katotohanan, ang Allah ang inyong Rabb (Pangi-noon), na lumikha ng mga kalangitan at ng kalupaan sa anim na araw, at pagkaraa'y Siya'y istawa (pu-maitaas) sa Luklukan (sa paraang angkop sa Kanyang Kaluwalhatian). Ang araw ay Kanyang ikinubli sa gabi, sinusundan ito nang mabilisan. At (Kanyang*

*nilikha) ang araw, ang buwan, at ang mga bituin na sunod-sunuran sa Kanyang Pag-uutos. Tunay, sa Kanya ang Paglikha at Pag-uutos. Purihin ang Allah, ang Panginoon ng 'Alamin (Tao, Jinn, at ang lahat ng nilikha).* [Qur'an, Kabanata Al-A'araf - 7:54]

Kaya naman, kapag tatanungin ang isang sumasamba: Sino ang iyong *Rabb* (Panginoon)? Nararapat lamang niyang sabihin: 'Ang Allah ang aking *Rabb*, na umaruga sa akin, ang nagtustos sa akin, gayundin sa lahat ng sangkatauhan at lahat ng mga nilikha. Kanyang nilikha at tinustusan ang tao upang sambahin lamang Siya. Magkagayo'y dapat lamang silang sumuko at mapagpakumbabang sumunod nang walang katanungan sa lahat ng ipinag-utos Niya sa kanila na nasasaad sa Banal na Qur'an at sa mga mapananaligang mga *Hadith* ng Kanyang Propeta na si Muhammad ﷺ na sinuri ng mga paham na Muslim. Tumupad ayon sa mga itinuturo ng mga ito kahit na kayang maunawaan o hindi ang kahalagahan ng mga ipinag-uutos. Kapag napag-alaman na dapat lamang ialay sa Allah ang pagsamba, walang anumang bahagi ng pagsamba ang dapat iukol kaninuman maliban lamang sa Kanya.

## Ano ang *Ibadah* (Pagsamba)?

Ang *Ibadah* ay binubuo ng mga gawa o salita na kinalulugdan ng Allah maging lantad o lihim man ito.

Ito ang pagsasagawa ng mga kautusan ng Allah sa abot ng makakaya ng bawa't isa. Isang tungkulin, magkagayun, ng bawa't mananampalataya na sumunod sa mga ipinag-uutos ng Allah at iwasan ang Kanyang mga ipinagbabawal.

Ang Allah ay nagsabi:

*Kaya't panatilihin ang inyong tungkulin sa Allah sa abot ng inyong makakaya.* [Qur'an, Kabanata At-Taghabun - 64:16]

*Hindi nagbibigay ang Allah ng pasanin sa tao nang higit pa sa kanyang makakaya.* [Qur'an, Al- Baqarah - 2:286]

Sa dahilang walang idudulot na anumang uri ng pasanin ang pag-iwas, dapat iwasan ng bawa't isa ang mga ipinagbabawal ng Allah. Si Propeta Muhammad ﷺ ay nagsabi:

*Gawin ang inyong makakaya sa mga ipinagagawa ko sa inyo, at iwasan ang mga bagay na ipinagbabawal ko.* (Al Bukhari 8/143)

<u>Uri ng pagsamba</u>:

*1.* *Du'a* (Panalangin)

*Manalangin sa inyong Rabb nang may pagpapakumbaba at nang lihim.* [Qur'an, Kabanata Al-A'raf – 7:55]

*At tawagin lamang Siya na gawing matapat ang inyong pananampalataya sa Kanya.* [Qur'an, Kabanata Al-A'raf - 7:29]

*2.* *Khowf* (Takot) at *Raja* (Pag-asa): Ang Allah ay nagsabi:

*Kaya't huwag matakot sa kanila bagkus matakot sa Akin kung kayo nga ay (tunay na) nananampalataya.* [Qur'an, Kabanata Al-'Imran - 3:175]

*Kaya't sinumang umaasa (at may mithiing) makaharap ang kanyang Rabb (Panginoon), hayaan siyang gumawa ng mabuti at huwag magtambal ng anuman sa pagsamba sa kanyang Rabb (Panginoon)."* [Qur'an, Kabanata Al-Kahf - 18:110]

*3.* *Attawakul* (Pagtitiwala sa Allah). Ang Allah ay nagsabi:

*At ibigay sa Allah ang inyong tiwala kung kayo nga ay tunay na nananampalataya.* [Qur'an, Kabanata Al-Ma'idah - 5:23]

*4.* *Raghbah* (Pag-asa), *Rahbah* (Takot), at *Khushu'a* (Kababaang-Loob). Ang Allah ay nagsabi:

*Katotohanan, lagi silang nagmamadali sa paggawa ng kabutihan, lagi silang tumatawag sa Amin nang may*

*pag-asa at takot, at lagi silang nagpapakumbaba sa pagsusumamo sa Amin.* [Qur'an, Kabanata Al-Anbiya' - 21:90]

5. *Al-Istighatha* (Pagtawag sa Allah para sa kaligtasan) at *Al-Isti'anah* (Paghingi ng tulong sa Allah). Ang Allah ay nagsabi:

*Ikaw (lamang O Allah) ang sinasamba namin at Ikaw (lamang O Allah) ang hinihangan namin ng tulong.* [Qur'an, Kabanata Al-Fatihah - 1:4]

Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: *Kapag naghahangad ng tulong, hanapin ito mula sa Allah.* [Al-Imam Ahmad 1/307]

6. *Al-Isti'athah* (Pagpapakupkop sa Allah). Ang Makapangyarihang Allah ay nagsabi:

*Sabihin: Nagpapakupkop ako sa Allah, ang Rabb (Panginoon) ng sangkatauhan.* [Qur'an, Kabanata An-Nas - 114:1]

7. *Sujud* (Pagpapatirapa), *Inhina* (pagtungo ng ulo), at *Ruku* (pagyuko). Ang Allah ay nagsabi:

*O kayong nananampalataya! Yumuko, at magpatirapa, at sambahin ang inyong Rabb (Panginoon), at gumawa ng mabuti kung nais ninyong magtagumpay.* [Qur'an, Kabanata Al-Hajj - 22:77]

*At mag-sujod sa pagpasok sa pintuan (nang may pagpapakumbaba).* [Qur'an, Kabanata Al-Baqarah - 2:58]

Ang mga paham na Muslim ay nagbigay paliwanag na ang kahulugan ng katagang *Sujud* sa talatang ito ay ang pagyuko ng ulo.

*8.* Ang pagpapatupad ng *Shari'ah* (Batas) ng Allah bilang katugunan sa mga hidwaan ng tao. Ang Allah ay nagsabi:

*Hindi sila magkakaroon ng pananampalataya hangga't hindi ka nila gawing hukom (O Muhammadﷺ) sa lahat ng kanilang di-pagkaka-unawaan, at matagpuan ang kanilang mga sariling walang pagtutol sa iyong mga pasiya, at tanggapin ito nang buong pagsuko.* [Qur'an, Kabanata An-Nisa' - 4:65]

## Pangalawang Pundasyon

Nararapat lamang sa tao na malaman ang kanyang pananalampalataya batay sa tamang kaalaman, at katiyakang itinayo mula sa mga mapananaligang mga winika at ginawa ni Propeta Muhammadﷺ kung kanino binigyang kaganapan ng Allah ang Kanyang mensahe. Ipinahayag ng Kataas-taasang Allah ang Banal na Qur'an kay Propeta Muhammadﷺ upang pag-aralang mabuti at upang magsilbing gabay, sapagka't ito ang Patnubay at ang tunay na liwanag.

Ang Islam ang siyang tunay na pananampalataya. Wala nang tunay na pananampalataya pagkatapos ng mensahe ni Propeta Muhammad ﷺ. Ang Allah ay nagsabi:

*Sinumang maghangad ng ibang pananampalataya bukod sa Islam, hindi ito tatanggapin sa kanya, at sa Kabilang Buhay isa siya sa mga talunan.* [Qur'an, Kabanata Al-'Imran - 3:85]

Sa pamamagitan ng *Deen* (pananampalataya o panuntunan ng buhay) na ito, pinawalang-bisa ng Allah ang ibang mga pananampalataya at tatanggapin lamang ang Islam mula sa mga sumasamba sa Kanya. Iniatang ng Allah sa Kanyang sarili ang tungkuling pangalagaan ang Qu'ran, na maging malaya sa anumang pagbabago o pagpapalit, katulad ng Kanyang sinabi:

*Katotohanan, Kami ang nagpadala ng Dhikr (Qur'an) at katiyakan, babantayan Namin ito.* [Qur'an, Kabanata Al-Hijr - 15:9]

*At Aming ipinadala sa iyo (O Muhammad) ang Aklat (Qur'an) nang may katotohanan, na nagpapatunay sa mga Kasulatang nauna dito at Muhayminan (mapananaligang tunay at isang saksi) sa mga ito (naunang mga kasulatan).* [Qur'an, Kabanata Al-Ma'idah - 5:48]

*Sa araw na ito Aking ginawang ganap ang Deen (pananampalataya o panuntunan ng buhay) para sa inyo, ginawang lubos ang Tulong Ko sa inyo, at pinili para sa inyo ang Islam bilang inyong Deen.* [Qur'an, Kabanata Al Ma'idah - 5:3]

*At hindi ka Namin ipinadala (O Muhammad) maliban bilang tagapaghatid ng magandang balita at tagapagbabala sa sangkatauhan.* [Qur'an, Kabanata Saba - 34:28]

## Ang mga Antas ng *Deen*(Panuntunan ng Buhay)

Nasa tatlong antas ang *Deen: Islam (Pagsuko)*, *Eeman* (Pananalig) at *Ihsan* (Kaganapan at pinakamataas na antas ng mga gawa at pagsamba).

### *Islam*

Ang kahulugan ng Islam ay pagsuko, pag-iwas ng sarili mula sa *Shirk* (pagsamba sa mga diyus-diyosan), at sa mga nagsasagawa nito. Isang paniniwala at pagsasagawa ito; buong pusong paniniwala na isang tungkulin ang pagsunod sa Allah at ang pagsasagawa nito batay sa *Shari'ah* (Batas) ng Allah. May limang haligi ang Islam na dapat nating paniwalaan at isagawa nang pisikal. Ang mga haliging ito ay ang sumusunod:

1. Ang *Shahadah*, pagsaksi na walang diyos na dapat sambahin maliban sa Allah at si Muhammad ﷺ ay Sugo ng Allah. *"La illaha illa Allah"* ay nanga-

ngahulugan na walang sinuman ang may karapatang pag-ukulan ng pagsamba maliban sa Allah.

Nagtatakwil ang mga katagang "*la ilaha*" sa lahat ng ibang sinasamba maliban sa Allah sapagka't mga huwad na diyus-diyosan silang lahat. Katunayan, anumang sinasamba bukod sa Allah ay *Batil* (huwad). Sa kabilang dako naman, ang mga katagang "*illa Allah*" ay pagtanggap na ang Allah ang Tunay na Diyos na bukod-tanging may karapatan sa ating pagsamba. Ang kahulugan ng pagsaksi na "si Muhammad ay Sugo ng Allah" ay pagsunod sa kanyang mga ipinag-uutos, na maniwala sa kanyang mga sinabi, pag-iwas sa mga ipinagbabawal niya, at ang pagsamba sa Allah batay sa mga ipinahayag niya sa *Shari'ah* (Batas). Ang Kataas-taasang Allah ay nagsabi:

*Ang Allah ay sumasaksi na La illaha illa Huwa (walang sinumang dapat sambahin maliban sa Kanya), (gayon din) sumasaksi ang mga Anghel at yaong mga may kaalaman. (Lagi Niyang) pinangangalagaan ang Kanyang mga nilikha nang may katarungan. La illaha illa Huwa, ang Makapangyarihan at ang Maalam.* [Qur'an, Kabanata Al-'Imran - 3:18]

*Katotohanan, dumating sa inyo ang isang Sugo mula na rin sa inyo.(kahalubilo at kakilala ninyo). Ikinalulungkot niya na kayo'y makaranas ng anumang*

*pasakit o paghihirap. Sabik niyang hinahangad na kayo'y mapatnubayan. Siya ay tigib ng habag, mabait at mahabagin sa mga nananampalataya.* [Qur'an, Kabanata At-Taubah - 9:128]

2. Ang pagganap ng limang itinakdang *Salaah*. Nangangahulugan ang pagsasagawa ng mga ito na dapat nating gampanan nang lubusan ang mga itinakdang limang *Salaah* ayon sa pamamaraang ipinag-uutos ng Islam.

3. *Zakat* (itinakdang taunang kawanggawa). Ang Allah ay nagsabi:

*At walang ipinag-utos sa kanila kundi ang sumamba sa Allah, at huwag sumamba sa sinuman maliban (lamang) sa Kanya, at mag-alay ng Salaah at magbigay ng Zakat; at ito ang tamang pananampalataya.* [Qur'an, Kabanata Al-Bayyinah - 98:5]

4. Ang *Siyam* - Pag-aayuno sa buwan ng Ramadan. Ang Allah ay nagsabi:

*O kayong nananampalataya, ang Siyam (pag-aayuno) ay ipinag-uutos sa inyo katulad ng ipinag-utos sa mga nauna sa inyo, nang sa gayo'y magkaroon kayo ng pagkakataong maging al-Muttaqun (mga makadiyos).* [Qur'an, Kabanata Al-Baqarah - 2:183]

*Sa buwan ng Ramadan ipinadala ang Qur'an, isang patnubay sa sangkatauhan at isang maliwanag na katibayan ukol sa patnubay at panuri (ng tama at mali). Kaya't sinuman sa inyo ang makatanaw (sa bagong buwan sa unang gabi) ng buwan (ng Ramadan), nararapat siyang mag-ayuno.* [Qu'ran, Kabanata Al-Baqarah - 2:185]

5. *Al Hajj* (Paglalakbay sa Makkah). Ang Makapangyarihang Allah ay nagsabi:

*Ang Hajj tungo sa Bahay (dalanginan) [Ka'bah] ay isang tungkulin na dapat isagawa ng sangkauhan sa Allah, silang may kakayahang gumugol.* [Qur'an, Kabanata Al-'Imran - 3:97]

## Eeman

Ang *Eeman* ay pagsasalita, pagganap, matibay na paniniwala at walang-alinlangang pananalig. Tumataas ang antas nito sa pamamagitan ng pagsunod, at bumababa naman dahil sa pagsuway. Ang Allah ay nagsabi:

*At sa bawa't pagdating ng Surah (kabanata sa Qur'an), ang ilan sa kanila ay nagsasabi: Sino sa inyo ang tumatag ang Eeman (Pananalig)? At tungkol sa mga nananampalataya, tumatag ang kanilang Eeman (pananalig) at sila'y nagdiriwang.* [Qur'an, Kabanata At-Taubah - 9:124]

Si Propeta Muhammad ﷺ ay nagsabi: *Ang Eeman (Pananalig) ay mayroong 70 sanga. Ang La illaha illa Allah ang pinakaituktok nito, at ang pag-aalis ng anuman na maaaring makasakit sa daraanan ng tao ang pinakamababa, at ang Hayah (paggalang sa sarili at dangal) ay isang sanga ng Eeman.* [Muslim 12/57]

May anim na haligi ang *Eeman*. Ito ang sumusunod:

1. Ang pananalig (paniniwala) sa Makapangyarihang Allah na Siya ang Lumikha ng lahat ng mga nilalang, at Siya ang *Rabb* (Panginoon) ng lahat ng sangkatauhan. Wala silang *Rabb* o anupamang sinasamba bukod pa sa Kanya.

2. Ang pananalig (paniniwala) sa mga Anghel na nilikha sila mula sa liwanag. Kumikilos sila sa pagsunod lamang sa Allah. Hindi sila sumusuway sa Kanya. Ginagawa nila ang bawa't iutos sa kanila ng Allah.

3. Ang pananalig (paniniwala) sa mga Kapahayagan mula sa Allah sa Kanyang mga Sugo. Ang ilan sa kanila ay ang *Tawrat* (Torah) na ipinahayag kay Moises at ang *Injil* (Gospel) na ipinahayag kay Hesus. Ang kahulugan ng pananalig dito ay sa mga orihinal ng dalawang Aklat na ito. Ang pagpapalit, pagbabago at

pagdaragdag ay napapaloob na sa mga nabanggit na Aklat na ginagamit sa ngayon. Kaya't nahaluan ng mga pagpapalit at pagbabawas ang mga orihinal. Isa pang Aklat na dapat paniwalaan ay ang *Zaboor* (Salmo) na ipinahayag ng Allah kay Propeta *Da'ud* (David). Ang Huli sa mga Aklat ay ang Qur'an na ipinahayag kay Muhammad ﷺ na pinangalagaan ang pagka-orihinal na anyo nito magpahanggang sa araw na ito. Wala itong naranasang pagbabago o pagpapalit. Ito ay *Muhay-minan* (mapapanaligang tunay at isang saksi) sa lahat ng mga ipinahayag ng mga Aklat.

4. Ang pananalig (paniniwala) sa mga Sugo ng Allah, pangkalahatan man o partikular. Ang panghuli sa kanila ay si Propeta Muhammad ﷺ. Sa maraming Sugo at Propetang ipinadala ng Allah, dalawampu't lima sa kanila ang nabanggit sa Qur'an.

5. Ang pananalig (paniniwala) sa Huling Araw at sa lahat ng mga bagay na sinabi ng Allah at ng Kanyang Propeta ﷺ tungkol sa mga di-nakikita.

6. Ang pananalig (paniniwala) sa *Qadr* (Itinakdang Tadhana), maging mabuti o masama man sa paningin ng tao, ay galing sa Makapangyarihang Allah. Ito ang paniniwala sa malawak at walang-hanggang kaalaman ng Allah. Batid Niya ang lahat at yaong Kanyang naisulat ay tiyak na mangyayari. Ang paniniwala na mangyayari ang bawa't naisin ng Allah, at hindi

mangyayari ang anumang hindi Niya pahintulutan. Siya ang tanging Lumikha sa lahat ng nilalang.

Ang patunay na mula sa Qur'an tungkol sa mga haliging ito ay matutunghayan sa sumusunod na mga talata:

*Hindi isang Al-Birr (pagkamaka-Diyos at pagkamakatwiran) na ibaling ang inyong mukha sa silangan at kanluran (sa pagdarasal), bagkus ang Al-Birr ay yaong maniwala sa Allah, sa Huling Araw, sa mga Anghel, sa mga Aklat, at sa mga Propeta.* [Qur'an, Kabanata Al-Baqarah - 2:177]

*Katotohanan, nilikha Namin ang lahat ng bagay nang may Qadar (Itinakdang Tadhana).* [Qur'an, Al-Qamar - 54:49]

Sinumang magtakwil o tumanggi sa isa man sa mga haliging ito ay itinuturing na nagtakwil sa lahat ng mga ito. Ang Allah–ang Makapangyarihan ay nagsabi:

*At sinuman ang hindi maniwala sa Allah, sa Kanyang mga Anghel, sa Kanyang mga Aklat, sa Kanyang mga Sugo, at sa Huling Araw, magkagayon siya ay tunay na naligaw.* [Qur'an, Kabanata An-Nisa' - 4:136]

*Ihsan*

Ang *Ihsan* (Kaganapan) ay isang haligi subali't may dalawang antas. Higit na mataas ang isa kaysa sa isa. Ang una ay ang sambahin ang Allah na para bang nakikita Siya. At ang pangalawa ay ang sambahin ang Allah nang may katiyakan sa sarili na ikaw ay Kanyang nakikita.

Ang mga patunay tungkol sa tatlong antas ng *Deen* ay matatagpuan sa isang *Hadith* tungkol kay Anghel Jibril na isinalaysay ni Umar (kalugdan nawa siya ng Allah). Siya ay nagsabi:

*Habang kami ay nakaupong malapit sa Sugo ng Allah, isang lalaki ang dumating na may suot na maputing damit at may maitim na buhok nang walang anumang bakas ng paglalakbay. Walang isa man sa amin ang nakakilala sa kanya. Umupo siya sa harapan ng Propeta ﷺ na magkadikit ang kanilang tuhod. Kanyang inilagay ang kanyang mga palad sa hita ng Propeta at nagsabi: 'O Muhammad ﷺ, sabihin sa akin ang tungkol sa Islam.' Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: 'Ang Islam ay ang pagsaksi na walang diyos na dapat sambahin maliban sa Allah, na si Muhammad ay Sugo ng Allah, pagsasagawa ng Salaah, pagbibigay ng Zakat (taunang kawanggawa), pag-aayuno (sa buwan ng Ramadhan) at paglalakbay patungo sa Makkah (Hajj) kung may kakayahang gawin ito'. Ang lalaki ay*

*nagsabi: 'Tinuran mo ang katotohanan.' Kaya't nagtaka kami sa kanya; tinanong siya (Muhammadﷺ) at pinatotohanan niya ang kanyang sagot! Ang lalaki ay nagtanong ulit: 'Sabihin mo sa akin ang tungkol sa Eeman?' Ang Propetaﷺ ay sumagot: 'Ang maniwala sa Allah, sa Kanyang mga Anghel, sa Kanyang mga Aklat, sa Kanyang mga Sugo, sa Huling Araw, at maniwala sa Qadar (Itinakdang Tadhana) maging mabuti o masama man ito.' Nagpatuloy ang lalaki sa pagtatanong : 'Ano ang Ihsan' ? Ang Propeta ay sumagot : 'Ang pagsamba sa Allah na para bang nakikita mo siya, at kung hindi mo marating ang ganitong kalagayan, magkagayo'y dapat mong isaalang-alang na nakikita ka Niya'. Muling nagtanong ang lalaki: 'Sabihin sa akin ang tungkol sa Araw ng Paghuhukom. Ang Propetaﷺay nagsabi: 'Higit na di-maalam ang tinanong tungkol dito kaysa sa nagtatanong.' Ang lalaki ay nagsabi:'Sabihin sa akin ang mga palatandaan nito.' Ang Propetaﷺ ay nagsabi: 'Magsisilang ang aliping babae ng kanyang magiging amo, at makikita ang mga hubad, nakayapak na pulubing nagpapastol ng tupa na magpapaligsahan sa pagpapatayo ng matataas na gusali.' Pagkaraan, umalis ang lalaki. Kaya't naghintay ako ng ilang sandali at nagsabi ang Propetaﷺ: 'Siya si Jibril na dumating upang ituro sa inyo ang inyong Deen.'* [Sahih Muslim 8/36-38]

## Pangatlong Pundasyon

Si Propeta Muhammad ﷺ

Dapat makilala ng tao ang kanyang Propeta ﷺ. Siya ay si Muhammad bin (anak ni) Abdullah ibnu (anak ni) Muttalib ibnu Hashim. Ang mga Hashim ay mula sa angkan ng Quraish na mula sa mga Arabo, at mga lahi ni Ismael ibn (anak ni) Ibrahim (Abraham) *(alaihi assalatu wasallam)* ang mga Arabo.

Isinilang si Muhammad ﷺ sa Makkah sa panahon na tinaguriang taon ng elepante (mga 571 taon pag-karaang isilang si Hesus [alaihi was-salaam]). Isinugo siya na may dalang mensahe noong nasa Makkah siya. Pagkaraan ng 13 taon, lumikas siya (*Hijrah*) patungo sa Madinah.

Ang unang kapahayagang kanyang natanggap ay nasa Qur'an, Kabanata Al 'Alaq - 96:1-5:

*Ipahayag! Sa ngalan ng iyong Rabb (Panginoon) na lumikha (ng lahat). Kanyang nilikha ang tao mula sa isang namuong dugo. Ipahayag! At ang iyong Panginoon ay Siyang Pinakamabait. Siya ang nagturo sa pamamagitan ng panulat. Itinuro sa tao kung ano ang hindi nito nalalaman.*

Sa kapahayagang ito, naging isang Propeta siya, at pagkaraan nito ipinahayag sa kanya ng Allah ang sumusunod na talata:

*O ikaw (O Muhammad) na nakabalot (sa isang balabal). Tumayo at magbigay ng babala.* [Qur'an, Kabanata Al-Muddaththir - 74:1-2]

Ang naturang pahayag ay simula ng pagpapadala sa kanya (hindi lamang sa mga Arabo bagkus) sa buong sangkatauhan.

*At hindi ka Namin ipinadala (O Muhammad) maliban sa tagapagbigay ng magandang balita at tagapagbabala sa buong sangkatauhan, subali't marami sa tao ang hindi nakababatid!* [Qur'an, Kabanata Saba' - 34:28]

Nabuhay ang Propeta ng 10 taon pa matapos siyang lumikas sa Madinah. Nalagutan siya ng kanyang hininga pagkatapos gawing lubos ng Allah ang Kanyang *Deen* at biyaya sa pamamagitan niya. Namatay siya sa gulang na 63. Kanyang binigyang-gabay ang tao tungo sa kabutihan, at binigyan sila ng babala laban sa kasamaan. Siya ang huli sa mga Propeta. Wala nang Propeta pa pagkatapos niya. Ang Kataas-taasang Allah ay nagsabi:

*Si Muhammad ay hindi ama ng sinuman sa inyo, bagkus siya ang Sugo ng Allah, ang huli sa mga Propeta. At ang Allah ay Lagi nang Nakababatid sa lahat ng bagay.* [Qur'an, Kabanata Al-Ahzab - 33:40]

Tuluyang makikilala si Propeta Muhammad ﷺ sa pamamagitan ng pagsusuri sa *Sirah* (ang kanyang buhay), ang kanyang talambuhay, at ang pamamaraan ng kanyang pamumuhay, na magbibigay sa isang manunuri ng pagtanggap na si Muhammad ﷺ ay tunay na isang Sugo mula sa Allah. Mababatid na yaong nagkaroon ng pagkakataong malaman ang mga isinalaysay tungkol sa kanya ay naniniwala sa pagkamakatotohanan ng mga ipinahayag niya mula sa Allah. Ang *Hijrah* ay kanyang *Sunnah*. Ang *Hijrah* sa Islam ay paglikas mula sa lupain ng di-nananampalataya tungo sa lupain ng Islam (ng mga nananampalataya sa Allah). Mananatili itong isang tungkulin hanggang sa hindi na tatanggapin ng Allah ang pagsisisi: Maaaring tanggapin ng Allah ang pagsisisi bago dumating ang pagsikat ng araw mula sa kanluran na dati nitong nilulubugan. (Isa ito sa mga palatandaan ng Araw ng Paghuhukom)

Sa dahilang nakapagpatayo na ang mga bansa sa mga panahon ngayon ng mga komunikasyon at naging malapit na sa isa't isa sa kalakalan at ugnayan, higit na mabuti sa isang Muslim na maghanap ng bansa kung saan ang mga tungkulin sa Islam ay isinasagawa nang

may kahigitan upang kanyang maisakatuparan ang kanyang tungkulin bilang Muslim; katulad ng pagsamba sa Allah, pagtawag sa iba tungo sa pananampalataya sa Allah, at pagganap ng *Jihad* (pakikibaka ng dahil sa Allah). Mayroong lakas sa Islam at sa mga Muslim sa kanilang pisikal na samahan, sa pagkakaisa ng kanilang mga tinig at sa katatagan ng kanilang mga hanay. Sa ganitong dahilan ipinag-utos ng Allah ang *Hijrah* (paglikas) at binigyang babala ang sinumang magwawalang-bahala nito ng kaparusahan sa Naglalagablab na Apoy. Ang Makapangyarihang Allah ay nagsabi:

*Katotohanan! Yaong kinukuha (ang kanilang kaluluwa) ng mga Anghel habang gumagawa ng kamalian sa kanilang mga sarili, sila (mga Anghel) ay magsasabi: Ano itong (kalagayang) inyong kinasadlakan (gayong ipinag-utos sa inyo ang Hijrah)? Sila ay sasagot: 'Kami ay mahina at inapi sa lupa.' Sila (mga Anghel) ay magsasabi: 'Hindi ba sadyang napakalawak ang kalupaan ng Allah upang kayo ay magsilikas dito?' Makikita ng mga ganitong tao ang kanilang sarili na nasa Impiyerno. Kay sama ng kanilang hantungan!*

*Maliban sa mga mahihina sa kalalakihan, kababaihan at mga batang walang kakayahang gumawa ng paraan, at hindi kayang hanapin ang sariling landas.*

*Sa kanila ay may pag-asa ng kapatawaran mula sa Allah, at ang Allah ay Lagi nang Mapagbigay at ang Lagi nang Magpagpatawad.* [Qur'an, Kabanata An-Nisa' - 4:97-99]

Ito ay isang pagpapahiwatig kung ano ang itatanong sa tao sa hukay, kung ano ang dapat niyang paniwalaan at isagawa sa buhay na ito upang matamo ang kaligtasan at tagumpay dito sa lupa at sa kabilang buhay, sa pamamagitan ng tamang pagsagot sa mga katanungan.

## Mga Katanungang Ihaharap sa Tao Sa Araw ng Paghuhukom

Muling tatalakayin ang mga katanungang itatanong sa tao sa libingan, subali't sa ibang paraan at sa lahat ng tao sa Araw ng Paghuhukom. Ang bagong kaayusan ay ang sumusunod:

### 1. Ang katanungan tungkol sa bagay na dating sinamba:

Maliligtas at magtatagumpay ang sinumang sumamba sa Allah nang bukod tangi. At itatapon sa *Jahananam* (Impiyerno) ang lahat ng gumawa ng kabaliktaran. *Attawhid* (Monoteismo sa Islam) ay ang pagsamba sa Allah lamang. Nararapat na mataimtim ang pagsambang ito at naaayon sa mga ipinag-uutos ng Allah na Kanyang ipinahayag sa Kanyang Sugo na si Muhammad ﷺ. Ang pagsamba ay dapat na dalisay para

sa Allah. Kailangang malaya ito sa anumang *Riya* (pakitang-tao). Ang pagsambang nahaluan ng *Shirk* (poleteismo, pagsamba sa iba bukod pa sa Allah), pagkukunwari o ang pagsambang hindi nababatay sa *Shari'ah* ng Allah at walang patnubay mula sa Qur'an at sa Sunnah ay hindi makapagbibigay ng anumang buti sa gumagawa nito, at hindi makapagliligtas sa kanya sa Araw ng Paghuhukom. Ang Makapangyarihang Allah ay nagsabi:

*Ilalapit ang Paraiso sa mga Muttaqun (maka-Diyos at mga matutuwid). At ang Naglalagablab na Apoy ay ilalantad nang buo sa mga Ghawun (mapaggawa ng masama). At sasabihin sa kanila: 'Nasaan na yaong dati ninyong sinasamba sa halip ng pagsamba sa Allah?' Matutulungan ba kayo o matutulungan ang kanilang mga sarili? Pagkaraan ay ihahagis sila sa kanilang mga mukha sa Apoy, sila at ang mga Ghawun at ang lahat ng kampon ni Iblis (Satanas). Sila ay magsasabi habang nagtatalu-talo doon: 'Isinusumpa namin sa Allah, kami ay tunay na nasa maliwanag na pagkakamali nang gawin namin kayong (mga diyus-diyusan) mga kapantay ng Rabb (Panginoon) ng 'Alamin (Tao, Jinn at lahat ng nilikha).* [Qur'an, Kabanata Ash-Shu'ara - 26:90-98]

*O sila ba ay nagtayo ng katambal (sa pagsamba sa Allah)? Kaya't hayaan silang dalhin ang (mga*

*itinayong) katambal kung sila nga ay makatotohanan.* [Qur'an, Kabanata Al-Qalam - 68:41]

Isinalaysay sa isang *Hadith* ni Abu Sa'eed Al Khudry (Nawa'y kalugdan siya ng Allah): *Narinig ko ang Propeta* ﷺ *na nagsabi: 'Ilalantad ng Allah ang Kanyang lulod at ang lahat ng mga nananampalatayang lalaki at babae ay magsisipagpatirapa sa harapan Niya. Subali't mananatiling nakatayo yaong nagpatirapa sa mundo bilang pakitang-tao at upang makilala. Sisikapin ng isa na magpatirapa subali't ang kanyang likod ay magiging isa (at hindi makapagpapatirapa).'* [Al Bukhari, Aklat ng Tawheed, Pahina 24 at Muslim, Aklat ng Eeman Pahina 302]

## 2. Ang katanungan tungkol sa mga gawa :

Sila na ang mga gawa ay tunay na dalisay para sa Allah, at naaayon sa Kanyang mga batas, ay maliligtas sa Araw ng Paghuhukom.

*Sabihin: Kapag dumating sila (sa harapan ng kanilang Panginoon sa pook ng paglilitis), Siya (ang Allah) ay magsasabi: 'Pinabulaanan ba ninyo ang Aking mga Ayat (katibayan, patunay, at mga talata) bagama't hindi ninyo ito inunawa sa (pamamagitan ng) kaalaman (kung totoo ba o kasinungalingan), o ano yaong (iba pang) dati ninyong ginagawa?* [Qur'an, Kabanata An-Naml - 27:84]

Sa isang *Hadith* na isinalaysay ni At-Tirmidhi mula kay Abu Barzah Al Asiam na ang Propeta ﷺ ay nagsabi: *"Hindi hahakbang ang mga paa ng alipin (ng Allah) hanggang sa tanungin siya tungkol sa kanyang buhay at kung papaano niya isinabuhay ito; tungkol sa kanyang kaalaman at kung ano ang ginawa dito; tungkol sa kanyang kayamanan at kung saan kinuha ito at kung papaano ginugol ito; at tungkol sa kanyang katawan at kung papaano ginamit ito."*

**3. Ang katanungan tungkol sa pagtugon sa panawagan ng mga Sugo ng Allah:**

Silang sumusunod kay Propeta Muhammadﷺ sa kanilang pagsamba ay maliligtas sa ganoong katayuan ayon sa tamang sagot ng mga katanungan. At ang kasagutan ng mga taong hindi sumunod kay Propeta Muhammadﷺ ay: *Hindi ko alam, narinig ko ang taong nagsasabi ng isang bagay at inuulit ko ito."* Subali't ang mga Mu'min ay magsasabi: *"Nabasa ko ang Aklat ng Allah at naniwala dito."* Sa Araw ng Paghuhukom, ang tao ay tatanungin: *"Papaano ninyo tinugon ang Sugo?*

Nasasaad sa Banal na Qur'an:

*At sa Araw na sila'y tatawagin (ng Allah) at magsasabi: 'Anong katugunan ang ibinigay ninyo sa mga Sugo?'* [Qur'an, Kabanata Al-Qasas - 28:65]

## Ano ang Dapat Malaman at Paniwalaan?

1. Na ang Allah ang Siyang may likha sa lahat ng nilikha. Siya ang *Rabb* (Panginoon) sa buong sanlibutan. Kaya't Siya ang Tanging Nag-iisa na dapat sambahin. Hindi Niya tatanggapin ang anumang pagsamba na iniukol sa iba bukod pa sa Kanya. Ni hindi Niya tatanggapin ang pagsamba na may kasama Siya. Sinumang magbigay ng katambal ng anuman o sinuman sa pagsamba sa Allah, Kanya itong itatakwil kasama ng kanyang *Shirk* (pagsamba sa diyusdiyusan). Ang Allah lamang ang may katangian ng pagiging ganap. Nakaluklok Siya sa kataas-taasan at sadyang malaya sa anumang kakulangan. Dapat ding malaman na hindi nagkaroon ng asawa o anak ang Allah. Na walang sinumang maaaring mamagitan sa Kanya at ng Kanyang mga nilikha. Nasa kataas-taasan Siya sa Kanyang Luklukan. Iba Siya sa lahat ng Kanyang mga nilikha; walang anuman na katulad Niya. Siya ang Nakaririnig ng Lahat, ang Nakakakita ng Lahat. Nangingibabaw sa lahat ang Kanyang Kaalaman at Habag.

2. Na ang Islam ang tunay na pananampalataya kung saan *Nasakha* (ipinawalang-bisa) ng Allah ang lahat ng naunang mga pananampalataya. Sakop ng Islam ang lahat ng mga ito. Kasama nito kung ano ang nasa ibang mga pananampalataya na nagmula sa Maka-

pangyarihang Allah. Walang tatanggaping ibang pananampalataya ang Allah maliban sa Islam.

3. Na ang Propeta Muhammad ﷺ ang huling Sugo, at ang kanyang mensahe ang siyang panghuli sa mga mensahe. Walang Propetang darating pa pagkatapos niya, at ang Kapahayagan mula sa Allah ay nahinto na pagkatapos mamatay ang Propeta ﷺ. Sinumang nagsasabing tumatanggap ng kapahayagan mula sa Allah ay isang *Kafir* (di-nananampalataya). Anuman ang inaangkin niyang natatanggap ay walang iba kundi isang bulong mula kay Satanas.

4. Na ang Qur'an ang huli sa mga Aklat na naipahayag mula sa Allah, na ang Allah na rin ang nangako sa pagpapanatili sa kadalisayan nito. Ang Qur'an ay mananatiling ligtas sa pagbabago, pagdaragdag at pagbabawas hanggang sa alisin ng Allah ang mga talata mula sa Aklat at alisin sa mga puso ng tao sa kawakasan ng panahon, katulad ng nasasaad sa isang *Hadith* na isinalaysay ni Addrami mula kay ibn Masaudi: *Darating ang isang gabi na bawa't talata ng Qur'an, maging nasa Aklat o nasa puso ng tao ay maglalaho.* [Addarami 2/135 & Sunnan ibn Majah]

Sinumang magsabi na ang Qur'an ay naglalaman ng pagdaragdag at pagbabawas ay isang *Kafir* (di-nananampalataya) at nawawalay sa Islam.

5. Na ang mga kasama ni Propeta Muhammad ﷺ ang pinakamahusay sa sangkatauhan pagkaraan ng mga Propeta at Sugo. Kinalulugdan sila ng Allah, at pinili sila ng Allah upang maging kasama ng Propeta at upang maging tagapagkalinga ng Kanyang pana-nampalataya. Sila ang nagsalaysay sa atin ng *Sunnah* ng Sugo nang may pananalig at katotohanan. Sila ang nagpamana sa atin ng lahat ng sinabi, ginawa at katangian ni Propeta Muhammad ﷺ. Kanilang ibina-hagi ang lahat ng ito nang tama at maliwanag sa mga tao pagkatapos nila sa pamamagitan ng salita nang walang kaguluhan o iba pang kahulugan. Sinumang mapoot sa kanila, o manghamak sa isa man sa kanila, o magsabi na isa man sa kanila ay *Kafir*, siya mismo ang *Kafir* (di-nananampalataya).

Ito ang mga naitala tungkol sa paksang ito. Hinihingi ko sa Kataas-taasang Allah na sana'y magdulot ito ng kabutihan sa mga Muslim saan man sila naroroon, at nawa'y tanggapin Niya ang munting pagsisikap na ito.

Igawad nawa ng Allah ang Kanyang habag at kapayapaan kay Propeta Muhammad ﷺ, sa kanyang pamilya at mga kasama, Ameen.

*Para sa karagdagang kaalaman tungkol sa Islam,*
*mangyaring makipag-ugnayan sa tanggapan ng:*

*Islamic Studies, Call & Guidance of the Philippines*
*(ISCAG – Phils.)*
*Salitran I, Dasmarinas, Cavite*

*Tel. (0063) (46) 416-3371*
*Fax. (0063) (46) 416-3629*

إعداد

**مركز البحوث الإسلامية**
**والدعوة والإرشاد في الفلبين**




هاتف : ٤١٦٣٣٧١ - ٤٦ - ٠٠٦٣

فاكس : ٥٠٦١٤٥١ - ٤٦-٠٠٦٣

**طبع على نفقة**
**مركز العناية بالمسلمين الجدد**




ت: ٢٤٢٣٠٠٨ - ٢٤٢٣٠٠٤ ف: ٢٤٢٣٠٠١

ص. ب : ٤٣٣٣٩ الرمز البريدي ١١٥٦١ الرياض

## ❑ المحتويات ❑

# الأصول التي يسأل عنها المرء في القبر والمحشر

بلغة التجالوج

تأليف الشيخ
**حمود بن محمد اللاحم**

ترجمة
**خالد إيفريستو**

مركز البحوث الإسلامية
والدعوة والإرشاد في الفلبين

مركـز البحـوث الإسلاميـة
والدعـوة والإرشـاد في الفلبين

TAGALOG

# الأصول التي يسأل عنها المرء في القبر والمحشر

تأليف الشيخ

**حمود بن محمد اللاحم**

بلغة التجالوج




مركـز البحـوث الإسلاميـة
والدعـوة والإرشـاد في الفلبين

هاتـف : ٤١٦٣٣٧١ – ٤٦ – ٠٠٦٣

فاكس : ٥٠٦١٤٥١ – ٤٦ – ٠٠٦٣

Islamic Studies, Call and Guidance of the Philippines
Tel. No.: (0063) (46) 4163371
Fax No.: (0063) (46) 5061451

Congressional Road, Salitran 1, Dasmariñas, Cavite Philippines
www.iscag.com

مطبعة دار طيبة ـ الرياض ـ ت: ٤٢٨٣٨٤٠